# KALATAS

*Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan*

*TOMO 40 BILANG 4* *BASAHIN AT TALAKAYIN* *ABRIL 2020*

*EDITORYAL*

## Magkasabay na labanan ang COVID-19 at *de facto* Martial Law ni Duterte

Sagad na ang mamamayang Pilipino sa pasismo ng rehimeng Duterte sa harap ng kainutilan nitong lutasin ang krisis na dulot ng COVID-19. Ang militaristang *lockdown* ng rehimen ay nagpalala sa kalagayan ng malaon nang naghihirap na mamamayan. Sa harap nito, nais pang gamitin ni Duterte ang patuloy na paglaganap ng COVID-19 upang ipataw ang Martial Law at makapaghari bilang diktador. Ang pagkagahaman ni Duterte sa kapangyarihan ang magtutulak sa nalalapit niyang pagbagsak.

Malinaw na sinasangkalan ni Duterte ang pandemik na Covid-19 upang itatag ang paghaharing militar sa bansa. Sa bumubuo pa lamang ng IATF, itinalaga ni Duterte si Gen. Delfin Lorenzana bilang *chairman*, Gen. Eduardo Año bilang *vice chairman* at Gen. Carlito Galvez, Jr. bilang *chief implementor*. Ang mga ito ay pawang mga upisyal at retiradong militar na may mahabang kasaysayan ng madugo at karumaldumal na krimen sa bayan. Dahil dito, pangitang-pangita ang resulta ng militaristang *lockdown* — malawakang kagutuman at paglala ng mga kaso ng paglabag sa karapatang tao sa bansa.

Ito ang dahilan kung bakit nabigo ang rehimeng US-Duterte na pigilan at sansalain ang pagkalat ng COVID-19. Lumagpas na sa 7,000 mamamayan ang nahawahan ng sakit na ito at aabot sa 500 na ang namatay sa kabila ng ipinataw na *enhanced community quarantine* sa Luzon. Laganap ang kagutuman dahil pinaralisa ng *lockdown* ang 73% ng manupaktura sa bansa. Nagresulta pa ito sa 23.7 milyong mamamayang nawalan ng trabaho, pinakamaraming naitala sa kasaysayan ng Pilipinas. Sa Timog Katagalugan, tinatayang 350,000 hanggang 400,000 ang bilang ng mga manggagawa sa pabrika na nawalan ng hanapbuhay.

Wala ring saysay ang ipinagkaloob ng *rubber stamp* na Kongreso na *emergency powers* kay Duterte. Matapos magyabang na marami umanong pera ang



KALATAS

Marso 2020
TOMO 40 BILANG 4





*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*





st.kalatas@gmail.com





balikwastk.wordpress.com


administrasyon, aabot lamang sa 24% ng mga benepisyaryo ang nabigyan ng subsidyo sa panahon ng *lockdown*. Ang pinakamaraming inabot lamang ng subsidyo ay ang 3.7 milyong benepisyaryo sa unang linggo ng Abril. Sa Timog Katagalugan, kakarampot ang P5,000 subsidyo kada buwan sa mamamayan. May mga kaso pang binabawasan ito sa katwirang may hiwalay pang matatanggap ang mamamayan sa 4Ps. Samantala, nakaamba pang mahinto ang pagbibigay ng subsidyo dahil pinalalabas ni Duterte na wala nang pondo para rito. Katwiran pa ng rehimen na kakailanganin ang matitirang pondo para sa iba pang proyekto tulad ng Build, Build, Build matapos ang krisis ng COVID-19. Nakaasa na lamang ang rehimen sa ayudang ibinibigay ng pribadong sektor at utang panlabas upang tuluyang talikuran ang tungkulin nito sa bayan.

Nakapanlulumo ang patuloy na pagtaas ng bilang ng mga manggagawang pangkalusugan na namamatay sa bansa dahil sa kakulangan sa mga *personal protective equipment*. Kulang ang pondo para sa mga pasilidad at mga kagamitan para ilunsad ang *mass screening* at *testing* sa mamamayan. Nagpakulo pa si Duterte na bigyang pabuya ang makakatuklas ng gamot sa sakit na COVID-19 para patuloy na pagtakpan ang pagkabangkarote ng kanyang administrasyon imbes na dagdagan ng pondo ang sektor ng kalusugan at maglaan ng pondo para sa pananaliksik at pagtuklas ng bakuna at gamot sa Covid-19.

Samantala, nagiging balisa na rin ang hanay ng petiburgesyang lungsod dahil nasasaid na ang kanilang impok. Nalulugi rin ang maliliit na negosyante dahil sa pagsara ng kanilang mga negosyo.

Sa harap ng mga kainutilang ito, walang ibang ginagawa ang rehimen kundi pagtakpan ang kanyang mga kapalpakan gamit ang mga pekeng balita at bantaan ang *netizens* sa paglalabas ng kanilang karaingan sa *social media*. Mistulang lantad na Martial Law ang kanyang katugunan sa panawagan ng mamamayan para sa tunay na serbisyong pangkalusugan at ayuda sa panahon ng *lockdown*.

Samantala, libu-libo ang inarestong mamamayan dahil sa paglabag sa mga patakaran ng *lockdown*. Kaliwa't kanan ang mga *checkpoint* at nakakalat ang mga pulis at militar upang ipatupad ang mga patakaran ng marahas na *lockdown*. Sa ibang bahagi ng Timog Katagalugan, pinalitan na ng AFP-PNP ang mga tanod sa mga barangay upang "tiyakin ang kaayusan sa panahon ng *lockdown*".

Habang patuloy na lumalaganap ang sakit na COVID-19, pinahaba pa ni Duterte ang *lockdown* hanggang Abril 30 at muling palalawigin hanggang Mayo 15 sa mga rehiyon at probinsyang itinuring na *high risk* sa pagkalat ng COVID-19 tulad ng NCR, Region III, Region IV-A at isla ng Mindoro. Kaduda-duda ang pagsama sa isla ng Mindoro sa listahan ng may *high risk* gayong sampu lamang ang naitalang kaso dito sa mahigit 1 milyong populasyon nito.

Malinaw na "kontra-insurhensya" ang intensyon na isama ang mga probinsya ng Region IV-A at ng isla ng Mindoro sa kategoryang *high risk* sa kabila na mababa ang insidente ng impeksyon ng Covid-19. Bahagi ito ng pakana ni Duterte na pagpataw ng Martial Law gamit ang palusot na COVID-19 upang tabingan ang deployment ng mga pwersa ng AFP-PNP laban sa rebolusyonaryong kilusan.

Wala sa prayoridad ng gubyernong Duterte ang unahin ang interes ng sambayanan at iligtas ang bayan sa COVID-19. Ni hindi nito magawang palawigin ang sariling tigil-putukan sa CPP-NPA-NDFP bilang tugon sa panawagan ng UN general

secretary para sa pandaigdigang tigil-putukan at makipagkaisa para labanan at sansalain ang sakit na COVID-19. Wala rin itong balak na muling balikan ang usapang pangkapayapaan sa panahon ng *humanitarian crisis*. Ang pagpapalawig ng rebolusyonaryong kilusan ng sariling tigil-putukan ay ginamit pa ng AFP-PNP bilang pagkakataon para patuloy na manghimasok sa mga larangang gerilyang saklaw ng NPA at salakayin ang mga yunit ng NPA na naglulunsad na kampanya laban sa Covid-19.

Taliwas dito, dalisay ang hangarin ng rebolusyonaryong kilusan na puksain ang krisis pangkalusugang dulot ng COVID-19. Sa kabila ng mga banta at atake ng FMO-RCSPO ng AFP-PNP sa mga larangang gerilya, mahigpit na tumatalima ang mga yunit ng NPA sa tigil-putukan at patuloy na nagtitimpi habang nagbibigay ng serbisyong pangkalusugan sa mamamayang saklaw ng demokratikong gubyernong bayan. Katuwang din ng mga komite sa kalusugan ng mga samahang masa at organo ng kapanyarihang pampulitika ang mga Pulang mandirigma sa paglulunsad ng kampanyang edukasyon, pangkalusugan at sanitasyon upang pigilan ang paglaganap ng COVID-19 sa kanayunan.

Sa kalunsuran, patuloy na nilalantad ng mga organisasyong kaalyado ng NDFP ang kapalpakan ng rehimeng US-Duterte habang may mga pagsisikap na igiit ang karapatan ng mamamayan sa gitna ng militaristang lockdown. Patuloy nilang pinalalakas ang kanilang malapad na hanay para labanan ang *de facto* Martial Law sa bansa. Ang malawak na pwersang ito ang tunay na sandata para mapuksa ang COVID-19 at wakasan ang pasistang paghahari ni Duterte.

Higit na nagiging paborable para sa patuloy na pagsulong ng mga kilusan para sa pambansang pagpapalaya ang kabulukan at kabiguan ng pandaigdig na sistemang kapitalismo at imperyalismo sa gitna ng pananalasa ng pandemik na Covid-19 sa mga bansa sa buong daigdig. Sa Pilipinas, ang patuloy na paggamit ni Duterte ng kamay na bakal ng estado ay higit na magpapalagablab sa galit ng sambayanan. Sa pagsalig ng mamamayan sa kanilang lakas at pagkakaisa mabibigyang kalutasan ang sakit na dulot ng COVID-19 at ang kronikong krisis ng malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino. K



BALITA



# Tim ng BHB na nasa gawaing kampanya kontra-COVID 19, inatake ng 203rd Brigade!

Lantad na lantad ang pagkahalimaw ng 203rd Brigade ng AFP-PNP sa pag-atake nito sa isang tim ng Lucio de Guzman Command BHB-Mindoro na nagsasagawa ng pulong masa kaugnay ng COVID-19 sa Buong Lupa, Gloria, Oriental Mindoro bandang alas-10 ng umaga ng Abril 17.

Nagdulot ng takot sa pamayanan ang walang habas na pamumutok ng mga elemento ng 76th IB ng 203rd Brigade sa bahay na pinagdadausan ng pulong masa.

Matapos ang pamamaril, hinuli ng 203rd Brigade ang Pulang mandirigmang si Roldan "Ka Abet" Malocon at anim pang sibilyan.

Hanggang ngayon ay hindi pa inililitaw ng 203rd Brigade si Malocon na higit isang linggo nang hinahanap ng kanyang pamilya.

Mahigpit na ipinapanawagan ng LdGC-BHB Mindoro ang kaagad na pagpapalaya kay Roldan "Ka Abet" Malocon alinsunod sa panawagan ng United Nations para sa pandaigdigang tigil-putukan.

Naganap ang atake sa BHB Mindoro habang umiiral ang pinalawig na sariling tigil-putukan ng Partido Komunista ng Pilipinas-Bagong Hukbong Bayan mula Abril 16 hanggang Abril 30.

"Ang pag-atake ng 203rd Brigade sa rebolusyonaryong kilusan ay nagpapatunay na ang pangunahing pakay nito sa kasalukuyan ay hindi ang pagsugpo sa COVID19 kundi ang kanyang hibang na hangaring durugin ang anumang paglaban sa kanyang rehimen," dagdag ni Ka Madaay Gasic, tagapagsalita ng LdGC-BHB Mindoro. K

# Si Ka Lucia at ang pakikibaka sa Kaliwa Dam

Kaya ako nag-NPA para pigilan ang pagtatayo ng Kaliwa Dam na sisira sa aming komunidad."

Ito ang isinasagot ni Ka Lucia tuwing tinatanong ng masa at kasama kung bakit siya nagpultaym sa hukbong bayan. Isa siyang Dumagat na nagmula sa isa sa mga sityong palulubugin ng dambuhalang proyektong dam na ito. Matatagpuan ang tirahan nila Ka Lucia at ng kanyang angkan sa baybay ng Agos River.

Isang Dumagat si Ka Lucia na sumampa sa Pulang hukbo noong siya'y nagdise-otso. Kabilang ang kanyang pinanggalingang sityo sa palulubugin ng dambuhalang proyektong dam na ito. Bukod sa pagsasaka at pagkakaingin sa tabi ng Ilog Agos, ang mga nahuhuling yaman sa katubiganan ay kabilang sa kabuhayan ng pamilya ni Ka Lucia.

Kapag pinag-uusapan ang tungkol sa itatayong dambuhalang dam ipinapaalala ng kanyang magulang ang malaking baha noong 2004 na puminsala sa buhay at kabuhayan ng mamamayan sa Hilagang Quezon. Alam ni Ka Lucia na hindi ito ang unang laban ng mga katutubo at magsasaka sa mga dam. Naikwento na sa kanya ang kasaysayan ni Ka Kano o Nicanor delos Santos, isang lider-katutubong pinaslang ng Task Force Panther noong Disyember 8, 2001 sa kasagsagan ng laban sa Laiban Dam na itatayo sa Rizal. Alam niyang tulad niya ay marami pang mga katutubo at magsasaka na tumututol sa pagtatayo ng Laiban, Violago at Sumag Dam at iba pang mga mapaminsalang proyekto.



*Ang mapaminsalang Kaliwa Dam sa Quezon*

**Genggeng Dam, Lebong a Proyekto, Labenen (Dambuhalang Dam, Salot na Proyekto, Labanan)!**

Sa mata ng mga grupong Dumagat at Remontado, ang dambulahang proyektong Kaliwa Dam ay hindi larawan ng 'kaunlaran'. Isa itong halimaw na lalamon sa kanilang komunidad at kabuhayan. Palalayasin sila sa kanilang lupaing kinagisnan at aagawin ang kanilang mga lupaing pinagkukunan ng kanilang kabuhayan. Mahigpit nilang tinututulan ang kontra-mamamayan, kontra-magsasaka at mapanira-sa-kalikasang proyektong Kaliwa Dam na wawasak sa kanilang kabuhayan, kagubatan at sa natural na daloy ng tubig sa mga ilog, batis at bukal sa kabundukan ng Sierra Madre na kanilang kanlungan at tahanan.

Tuluy-tuloy ang mga pagkilos ng mamamayan upang tutulan ang pagtatayo ng dambuhalang Kaliwa Dam. Sa taong 2019, higit na lumawak ang natatamong suporta para sa pagtutol sa pagtatayo ng dambuhalang dam. Pinangunahan ng mga grupo ng mga Dumagat at Remontado mula sa Rizal at Hilagang Quezon ang mga sama-samang pagsisikap upang mailantad ang mapaminsalang Kaliwa Dam, mapag-isa ang tindig ng mamamayan at dalhin ang laban ng pagtutol sa dambuhalang proyekto. Libong pirma na ang kanilang nakalap hanggang sa kasalukuyan bilang pagtutol sa pagtatayo ng Kaliwa dam at mahigit sa isang libong katao mula sa kalunsuran at sentrong bayan ang sumama na sa mga immersion sa mga komunidad na maaapektuhan ng Kaliwa Dam Project kabilang ang komunidad ni Ka Lucia.

Sa pagdaraos ng ika-4 na taunang Dumagat Day sa Agos River noong Oktubre 2019, sa ilalim ng tulay na hangganan ng mga bayan ng Infanta at General Nakar, Quezon, muling pinagtibay ang komitment ng mga etnikong grupong Dumagat at Remontado sa pagsusulong ng kanilang pakikibaka laban sa Kaliwa dam. Dinaluhan ito ng humigit-kumulang 700 katao at nakapaglunsad dito ng maraming aktibidad. Mariin nilang tinutulan ang pagwasak ng kanilang tahanan at kabuhayang idudulot ng pagtatayo ng Kaliwa Dam na kailanma'y hindi para sa interes ng mamamayan kundi para sa pangangailangan ng malalaking dayuhang mamumuhunan at lokal na mga konsesyonaryo sa negosyo ng tubig, kuryente, agrikultura at industriya.

Kasama ng mga katutubo't magsasaka sa kanilang pagtutol

sa Kaliwa Dam ang mga progresibong panggitnang pwersa na kinabibilangan ng mga taong simbahan, mga makakalikasan, mga siyentista't guro at maging mga opisyal ng lokal na pamahalaan (LGU). Panawagan nila ang pagtatanggol sa kabundukan at ilog ng Sierra Madre na nagtataglay ng mayamang laksangbuhay (biodiversity) na lubhang mahalaga sa pagpapanatili ng balanse ng ekosistema. Anila, kung matutuloy ang Kaliwa Dam, magkakaroon ng negatibong epekto sa kalikasan na maaaring magbunsod ng mga sakuna at kalamidad. Nagbabala rin sila na malaking kawalan ang pagkawasak ng likas-yaman ng Sierra Madre na matagal nang pinagkukunan ng kabuhayan ng mga katutubong komunidad sa paligid nito at naghahatid ng iba pang benepisyo sa mamamayan.

**Militarisasyon para sa Kaliwa Dam**

Sa kabila ng malawakang pagtutol sa pagtatayo ng Kaliwa dam, patuloy ang pagkukumahog ng rehimeng US-Duterte para ipatanggap ito sa mamamayan. Sa pamamagitan ng mga 'konsultasyon' sa lokalidad ng mga nagsasabwatang ahensiya ng reaksyunaryong gubyerno tulad ng Metropolitan Water Sewerage System (MWSS) , Department of Environment and Natural Resources (DENR) at National Commission on Indigenous Peoples (NCIP) hinihikayat at nililinlang nila ang mga komunidad ng mga Dumagat at Remontado upang pahintulutan ang pagtatayo ng Kaliwa dam. Sinusuhulan din nila ang mga chieftain (lider-Dumagat) upang pumayag at bigyang-daan ang dambuhalang proyekto.

Pangunahing instrumento na ginagamit ng reaksyunaryong gubyerno ang sandatahang lakas ng AFP-PNP-CAFGU upang dahasin ang mamamayang tumututol sa proyekto. Higit na pinalakas ng rehimeng Duterte ang kapangyarihan ng pasistang tropa sa pagdedeklara mismo ni Duterte na para sa 'pambansang kaunlaran' ang proyektong Kaliwa Dam at 'nararapat lamang na magsakripisyo ang mga kapuspalad kahit pa sila ay masaktan.' Sa ganito, sinasalaula ni Duterte ang interes ng mga Dumagat at Remontado at ng mamamayang Pilipino.

Laging naaalala ni Ka Lucia ang mga pagkakataong may mga nag-ooperasyong sundalo sa kanilang komunidad. Kahit ayaw nilang mag-anak na manatili dun ang mga militar at magkampo sa kanilang lugar, wala naman silang magawa kundi pumayag na lang sa kagustuhan ng mga sundalo sa takot na sila ay saktan tulad ng ginawa sa ilan nyang kamag-anak.

Natatandaan nya ang mga ipinatatawag na pulong ng mga sundalo kung saan kinukumbinsi ang kanyang mga tiyuhin at mga nakatatanda sa baryo upang mag-CAFGU. Ilan na rin sa kanyang mga kaanak ang sapilitang pinasuko ng mersenaryong AFP-PNP at pinaparatangang mga NPA, kasapi ng Partido at tagasuporta ng rebolusyon.




**Armadong pakikibaka laban sa Kaliwa Dam**

Sa kalaunan, mapagtatanto ni Ka Lucia na tanging ang paglulunsad ng armadong rebolusyon ang siyang pipigil sa Kaliwa Dam. Sumampa sa hukbong bayan si Ka Lucia upang lumahok sa armadong pakikibaka. Tangan niya ngayon ang armas bilang isang Pulang mandirigma para ipaglaban ang kanilang lupaing ninuno at karapatan sa sariling pagpapasya na matagal nang ipinagkakait sa kanila.

Alam ni Ka Lucia na wasto ang kanyang ipinaglalaban. Gagap nyang sa pamamagitan lamang ng armadong rebolusyon matatamasa nila ang lupang matagal na nilang ipinagtatanggol laban sa mga dambuhalang dayuhang mamumuhunan at sa reaksyunaryong gubyernong pilit na ipinagkakait ito sa kanila.

"Naniniwala ako sa rebolusyon, tulad ng mga nauna at nakatatanda sa akin, alam kong ito lamang ang magpapalaya sa amin at siyang magbibigay ng lupaing ninuno na matagal na naming ipinaglalaban." laging tugon ni Ka Lucia sa mga kabataang kanyang hinihikayat magpultaym sa hukbo. K




*Ano ang kwentong NPA nyo? Ipadala ang inyong kwento, tula, dibuho, at iba pang likhang sining at panitikan sa st.kalatas@gmail.com upang mailathala sa Kalatas. Pakamahalin ang BHB!*

# Pag-alaala sa kadakilaan ni Kasamang Ermin Bellen, kadre ng Partido at bayani ng sambayanan

Dakila at puno ng rebolusyonaryong kabayanihan at pagiging mabuting tao ang buhay at pakikibaka ni Ka Romano. Ginugol niya ang tatlumpo't anim na taon (36) ng kanyang buhay sa rebolusyon."

— Kalihiman, Komiteng Rehiyon ng Timog Katagalugan

**"Mahusay na guro at laging umaalalay sa mga kasama si Ka Romano"**

— *Ka Mara*

Nakilala ni Ka Mara, isang giyang pampulitika ng hukbong bayan, si Ermin 'Ka Romano' Bellen noong 2018 nang mag-TOD siya sa isang yunit ng Narciso Antazo Aramil Command-BHB Rizal.

'Ka Gran ang kanyang *nom de guerre* noong nakilala ko siya. Isa siya sa nanghikayat sa aking magpultaym sa hukbong bayan. Sa mga talakayan namin, unti-unti kong nakita na walang dahilan para hindi magpultaym. Makatwiran ang maging hukbo sa ganitong kalagayan ng lipunan. Sa kanyang pamumuno at gabay, naabot ko ang kapasyahang iwanan na nang tuluyan ang dati kong buhay at buong-panahong ialay ang aking buhay sa rebolusyon,' pagbabalik-tanaw ni Ka Mara.

'Naaalala ko noong panahong binubuo ang aking pasyang magpultaym. Treyning namin nun at talagang hirap na hirap ako't lagi na lang akong umiiyak. Hindi ko malilimutan ang sinabi nya sa aking 'kung iiyak ka, dito ka sa bahay, ito ang *crying place*. Iiyak mo lang lahat at walang makakakita sa 'yo dito'.

Kahit isang batang kadre noong pumasok siya sa hukbo, tinanganan na ni Ka Mara ang ilan sa mga mabibigat na responsibilidad para isulong ang mga rebolusyonaryong gawain sa larangang kanyang kinabibilangan.

'Ramdam ko noon ang paggabay at pag-alalay ni Ka Gran sa akin bilang rebolusyonaryo, kahit sa mga panahong hindi kami magkasama. Madalas ko siyang katalakayan dahil kinokonsulta ko siya sa gawain, at sa pagitan ng mga ito ay mga kuwentuhan namin hinggil sa personal na mga karanasan. Bukas ako sa kanya, tulad ng marami pang mga kasama at nagbabahagi siya ng personal niyang karanasan at mga nasubaybayan niyang karanasan ng mga kasama sa paggabay sa akin sa mga kinakaharap kong usapin sa pamilya, sarili at kahit sa pag-ibig! Lagi niyang ipinaaalala na magpakatatag muna bago pumasok sa pakikipagrelasyon. At pagdidiin pa niya na maging matalino sa pagpili ng mamahalin—piliin yaong makakatuwang sa lahat ng aspeto ng buhay at pakikibaka!



Lagi ring pinatatanaw ni Ka Gran ang malalaki pang pwedeng pagtagumpayan ng kilusan sa aming erya, at ang mga maiaambag at isusulong pa namin."

'Alam kong mabibigat na ang mga responsibilidad na kanyang tinatanganan, subalit hindi siya nawawalan ng panahon para sa mga kasama at lagi siyang nandiyan para umalalay sa amin,' pag-alaala ni Ka Mara.

'May panahong hindi na matapus-tapos ang mga pagkausap nya sa mga kasama, mga bago man o matatagal na sa pagkilos. Ginagawa nya yun bilang bahagi ng kanyang tungkulin sa pagsubaybay at pagpapaunlad sa kanyang pinamumunuan habang hindi nakakaligtaan ang iba pang mga gawain'

'Hinding-hindi ko siya malilimutan. Hamon at inspirasyon ang kanyang buhay sa akin para ipagpatuloy ang kanyang mga nasimulan at isulong ang pakikibaka ng mamamayan. Sa ganito siya tunay na mabibigyan ng katarungan at parangal,' pagtatapos ni Ka Mara.

**"Tagapagsanay ng mga mahuhusay na kumander"**

*Si Ka Romano sa pag-alaala ni Ka Niel*

'Nakilala ko siya sa pangalang Ka Rudy. Sabay kaming nagsanay noong una naming pagkikita nang 2005. Pultaym na sya sa hukbo noon at isa na sa pangunahing

namumuno sa yunit, habang isang karaniwang mandirigma pa ako,' pag-alaala ni Ka Niel, isang Pulang kumander ng NAAC-BHB Rizal.

'Alam kong nanggaling sya sa kalunsuran at matagal na siyang kumikilos, kita naman sa kanyang husay sa pagsasanay, lalo na sa mga teoritikal na bahagi,' kanyang pagpapatuloy.

Muling makakasama ni Ka Niel si Ka Rudy noong 2007 nang mapalipat sya ng yunit kung saan tumatayong instruktor sa pulitika (PI) ang huli. Isa noong sinasanay na iskwad lider si Ka Niel. Sa panahon ng kanilang pagsasama, masasaksihan ni Ka Rudy ang pag-unlad ni Ka Niel.

'Hindi matatawaran ang husay sa kanyang pamumuno, sa tagal ng panahon na naging kalihim sya ng aming yunit,' pagmamalaki ni Ka Niel.

'Isa si Ka Rudy sa mga kadreng namuno sa ambus sa Macabud noong 2009 kung saan nabihag namin ang tatlong pulis. Siya ang aming PI noong nag-reyd kami sa RFM noong 2008. Sa mga labanan, taglay nya ang rebolusyonaryong tapang na laging handang lumaban at ipagtanggol ang mga kasama at masa,' pagbabaybay pa ni Ka Niel.

Bilang isang Pulang kumander ng BHB malaki ang naging papel ni Ka Rudy sa pag-unlad ni Ka Niel mula karaniwang mandirigma tungong isang kadreng militar. Laging sinasabi ni Ka Niel sa mga kasama na isa si Ka Rudy sa mga pangunahing kadreng nagsanay at gumabay sa kanya upang maging isang ganap na Pulang kumander ng hukbo.

'Hindi ko malilimutan sa tuwing maglulunsad kami ng mga pagsasanay, lagi niyang sinasabi na dapat lagi tayong mag-aral, kumander man o mandirigma, instruktor man o mag-aaral.'

'Lagi nyang ipinapaalala sa amin ang kahalagahan ng pagrerebyu. At kung sya man ang nagtuturo, lagi siyang nakaagapay sa mga kasama, lalo na yung mga nahuhuli.' dagdag pa ni Ka Niel.

'Nawala man sya, mananatili ang kanyang alaala hindi lamang sa akin kundi sa lahat ng kasamang kanyang nakasama, ginabayan at pinamunuan. Lagi ko siyang maaalala sa masang kanyang tunay na pinaglingkuran at hindi ko malilimutan ang lagi nyang sinasambit sa amin, hindi man naming maabot ang tagumpay ng rebolusyon ngayon, matibay ang kanyang paninindigang magtatagumpay din ito sa nalalapit na panahon,' pagtatapos ni Ka Niel.

**Tunay na lingkod ng sambayanan si Ka Romano para sa masang kanyang pinaglilingkuran**

Para sa masang kanyang pinagsisilbihan, lagi siyang maaalala bilang tunay na misyonero na inalay ang buong buhay sa paglilingkod sa kanila, lalo na sa hanay ng mga Dumagat at Remontado. Ani ng isang kasama, 'si Ka Romano ay malaking tao na may malaking puso para sa masa.'

Hindi malilimutan ng mga katutubo ang kanilang 'lakè' (lalaki sa salitang Dumagat) na kanilang nakasama kahit na sa kagipitan ng sitwasyon bunga ng tumitinding pasismo ng reaksyunaryong gobyerno. Naging haligi si Ka Romano ng pagpupundar ng lakas sa hanay ng mga katutubo sa bahagi ng Rizal. Lumubog siya nang malalim sa buhay ng mga katutubo at inugat ang kanilang mga suliranin. Tiniyak ni Ka Romano na mabuo ang bag-as ng pamunuan ng Partido sa komunidad ng mga katutubo sa lalawigan na siya namang inaani ng rebolusyunaryong kilusan sa kasalukuyan.

Magiting niyang pinangunahan ang laban ng mga katutubo para sa lupaing ninuno at ang laban sa mga mapaminsalang dam na lulubog sa kanilang mga komunidad hanggang sa kanyang huling hininga. Tiniyak niyang dumadagundong at naririnig sa buong kapuluan ang tinig ng pagtutol na mamamayan laban sa mga mapaminsalang dam at iba pang anti-mamamayang proyekto ng reaksyunaryong gubyerno. K

*BALITA*

# COVID-19 awareness campaign ng BHB-Rizal

Mahigpit na tumalima ang mga yunit ng BHB sa TK sa atas ng Partido na ilunsad ang malawakang kampanyang masa sa kanayunan para labanan ang pandemyang COVID-19.

Sa Hilagang Quezon, nagsimula nang ilunsad ng mga yunit sa ilalim ng Apolonio Mendoza Command ang mga pulong masa, katuwang ang mga organisasyong masa at lokal na yunit ng Partido, para ilinaw at ipaliwanag sa malawak na mamamayan ang kumakalat na sakit at kung paano ito iiwasan, sa pamamagitan ng nagkakaisang pagkilos.

Naghati ang isang yunit ng AMC-BHB Quezon sa ilang tim para suyurin ang mga komunidad ng magsasaka at katutubong Dumagat at Remontado para ilunsad ang mga pulong masa at talakayan. Sa loob lamang ng isang linggo, aabot sa 100 katao ang nabenepisyuhan ng mga talakayan na nagpapatuloy pa hanggang sa kasalukuyan.

Sumulpot sa mga talakayan ang reklamo ng masa kaugnay sa labis na paghihigpit ng militar sa kanilang mga aktibidad habang wala pa ni "singkong-duling" na natatanggap na tulong. Nagpasalamat din sila sa Pulang hukbo sa pagpapaliwanag sa kanila tungkol sa COVID-19. Gumawa rin ng praymer ang kinauukulang komite ng Partido para madaling maunawaan ng masa ang COVID-19.

TUGON NI PATNUBAY DE GUIA

# Ano ang mga programa sa kalusugan ng rebolusyonaryong Kilusan?

Mataas ang pagpapahalaga ng rebolusyonaryong kilusan sa pangangalaga sa kalusugan at pagtugon sa pangangailangang medikal ng masang pinaglilingkuran nito. Prebensyon o pag-iwas sa pagkakasakit ang pangunahing nilalayon ng mga gawain at serbisyong medikal ng rebolusyonaryong kilusan. Pamalagian ang paghahanap nito ng mga paraan para maipagkaloob ang kinakailangang atensyon at serbisyong medikal at nararapat na pangangalaga sa mga nagkakasakit nating kababayan.

Nilalaman ng itinutulak na panukala ng National Democratic Front of the Philippines (NDFP) na Comprehensive Agreement on Socio Economic Reform (CASER) sa usapang pangkapayapaan nito sa Government of the Republic of the Philippines (GRP) ang sumusunod na pangkalahatang balangkas ng programa sa kalusugan ng rebolusyonaryong kilusan:

1. Palalawakin at pauunlarin ang pampublikong sistemang pangkalusugan;

2. Ipatutupad ang isang komprehensibong sistemang pangkalusugan at pangangalagang medikal sa bansa;

3. Magkakaloob ng libre at subsidyo sa mga serbisyong medikal at mga gamot;

4. Agarang ipahihinto ang patakaran sa pribatisasyon ng mga pampublikong ospital at serbisyong pangkalusugan at babaligtarin ang mga naunang desisyon sa pribatisasyon; at,

5. Pangunahing bibigyan ng pansin ang prebensyon, mahusay na nutrisyon at pagpaplano sa pamilya.

Ganunpaman, magkakaroon lamang ito ng kaganapan sa panahon ng tagumpay ng demokratikong rebolusyon ng bayan (DRB) at sa kasunod na sosyalistang rebolusyon at konstruksyon.

Habang nasa proseso ng pagsusulong ng demokratikong rebolusyon ng bayan, patuloy na isinasagawa ng rebolusyonaryong kilusan ang sumusunod na mga gawain at tungkuling medikal:

1. Pagbubuo at pagpaparami ng mga grupo at komite sa kalusugan sa hanay ng rebolusyonaryong organisasyong masa bilang mahigpit na katuwang ng mga opisyal medikal at grupong medikal ng NPA sa pagtupad sa mga tungkulin at gawaing medikal sa saklaw ng mga sona at larangang gerilya nito;

2. Pagsasagawa ng malawakang edukasyon sa masa hinggil sa wastong pangangalaga sa kalusugan at kahalagahan ng mga kampanyang medikal at pangkalusugan sa pamamagitan ng Pambansang Demokratikong Paaralan (PADEPA);

3. Pagsasagawa ng iba't ibang antas na pagsasanay sa medikal sa ilang piling kasapi ng grupo at komite sa kalusugan para makabuo ng kwerpo ng mga rebolusyonaryong manggagawang pangkalusugan sa baryo. Ang mga isinasasagawang pagsasanay ay kaugnay sa mga pang-unang lunas (first-aid), akupanktura, batayang kaalamang pang-medikal, pagkilala sa iba't ibang sintomas ng sakit , pagtukoy sa iba't ibang halamang gamot, paggagawa ng mga herbal na gamot, mga pamamaraan sa pangangalaga sa mga maysakit, psycho-counseling and therapy at iba pa;

4. Pana-panahong paglulunsad ng mga klinikang bayan sa loob ng ilang magkakalapit na barangay kasama ang ilang mga doktor, nars at iba pang manggagawang pangkalusugan mula sa Makabayang Samahang Pangkalusugan (MASAPA). Isinasagawa ang pagkilala sa uri ng karamdaman (diagnosis) at pamamahagi ng libreng gamot sa mga masusuring may karamdaman at maging sa dati nang may iniindang karamdaman;

5. Katuwang ang MASAPA, naglulunsad sa hanay ng mga opisyal medikal ng NPA ng Batayan, Intermedya at Abanteng Pagsasanay Medikal;

6. Pana-panahong nagsasagawa ng mga kampanya sa kalinisan at sanitasyon. Tinuturuan ang masa sa paggawa ng mga balon at iba pang mapagkukunan ng malinis na tubig, paggagawa ng alkantarilya (sewerage system) para sa mga gagawing palikuran at kubeta at ganundin sa magiging daluyan ng dumi ng mga alagang hayop; at,

7. Malawakang pagtatanim ng mga halamang gamot, gulay at prutas.





**Ilang tala sa programang pangkalusugan sa China at Cuba**

Sa Cuba, ang resyo ay 1 doctor sa kada 155 pasyente. Ang bansang Cuba ang nangunguna sa buong mundo sa usapin ng mahusay na pangangalaga ng kalusugan ng kanilang mamamayan. Tinitiyak ng pamahalaang Cuba na may sapat na bilang ng mga ospital at klinika ang kanilang bansa para tumugon sa pangangailangang medikal ng mga mamamayang Cubano. Pangunahing pinatatakbo ng gubyerno ng Cuba ang sistema sa pangangalaga ng kalusugan ng mamamayan at hindi sa pribado. Libre ang pag-aral ng medisina sa Cuba.

Dahil mayroon silang sarplas ng mga doktor at iba pang manggagawang pangkalusugan ay nagagawa pa nilang magpadala ng mga brigadang pangkalusugan upang magsagawa ng health missions sa 75 na bansa na umaabot sa 40,000 health professionals ang imbwelto.

Samantala sa China, sa panahon ng Great Leap Forward, binandera ni Kasamang Mao ang islogan na "Kalusugan para sa Masa" at pinuna ang burgesyang patakaran na nagpapabaya sa kalusugan at pangangailangang medikal ng masa.

Ayon kay Mao "ang pagpapaunlad ng kalusugan ng mga magsasaka ay integral na bahagi sa pagtataas ng produksyong agrikultural ng bansa". Isang mayor na hakbang na isinagawa ang malawakang kampanya laban sa mga nakahahawang sakit.

Libong manggagawa ang sinanay at pinadala sa kanayunan para magsagawa ng mga pagsusuri at panggagamot lalo na sa mga magsasakang tinamaan ng sakit na schistosomiasis – sakit na sanhi ng parasito na nasa mga suso at matatagpuan sa mga sapa at ilog.

Dahil sa panawagang "Kalusugan para sa Masa", lahat ng gawaing pangkalusugan ay nagdiin sa kanayunan. Lumitaw ang mga kadreng pangkalusugan na tinaguriang mga "barefoot doctors". Mula sila sa libong kabataang magsasaka na pinili at isinailalim sa pagsasanay sa loob ng 3-6 na buwan sa anatomy, bacteriology, diagnosing diseases, accupuncture, prescribing traditional medicines at maternal and infant care.

Dahil naruon mismo sa kanayunan ang mga nasanay na manggagawang pangkalusugan, madali nang naipagkakaloob sa masang magsasaka ang mga batayang pangangalaga sa kanilang kalusugan, pang-unang lunas, pagbabakuna at malawakang edukasyon.

Subalit noong 1970, tinanghal ng WHO ang China bilang modelo sa usapin ng rural health care at bilang alternatibong modelo sa Kanluraning estilo ng pangangalagang pangkalusugan.

Sa modelo ng mga barefoot doctors sa China sa panahon ni Mao hinubog ng Partido Komunista ng Pilipinas ang mga medik ng NPA. Bawat yunit ng NPA ay may medik na pinangungunahan ang pagbubuo ng mga grupo at komite sa kalusugan sa hanay ng mga rebolusyonaryong organisasyong masa. Ang mga yunit ng hukbo mismo katulong ang mga komite sa kalusugan sa mga lokalidad ang nasa unahan ng paghahatid ng serbisyong medikal sa hanay ng masang magsasaka at iba pang api't pinagsasamantalahang uri sa kanayunan.

Bilang pagtatapos, tulad sa nabanggit sa unahan, sa panahon ng tagumpay ng DRB at ang kagyat na kasunod nitong sosyalitang rebolusyon at konstruksyon, lubusang mararanasan ng sambayanang Pilipino ang tunay na kalayaan at demokrasya, kaunlarang panlipunan, maunlad na serbisyong pangkalusugan at mahusay na pangangalaga sa kalusugan ng bawat Pilipino batay sa isang kumprehensibong sistemang pangkalusugan at pangangalagang medikal mula sa rebolusyonaryong gubyernong nasa kapangyarihan. K

# Rebolusyonaryong mamamayan ng TK, ipinagbunyi ang ika-47 anibersaryo ng NDFP

Mainit na pagbati at pagsaludo sa pagtataguyod sa interes ng sambayanang Pilipino ang sumalubong sa National Democratic Front of the Philippines sa ika-47 anibersaryo ng pagkakatatag nito noong Abril 24.

Nagbigay-pugay ang mga rebolusyonaryong organisasyon ng TK sa pangunguna ng NDFP-ST sa NDFP para sa mga ambag nito sa pagsusulong ng rebolusyong Pilipino kabilang ang pagtataguyod sa usapang pangkapayapaan, gawain sa ibayong-dagat at paglaban sa pasistang rehimeng US-Duterte. Tampok din sa pahayag ng mga rebolusyonaryong organisasyon ang kolektibong pagharap sa panganib ng COVID-19 at pagpapanagot sa inutil at pabayang gubyernong Duterte na ginamit ang krisis sa pampublikong kalusugan na tabing sa panunugis sa rebolusyonaryo at progresibong kilusan.

“Walang pinakamahusay na paraan para ipagdiwang ang anibersaryo ng NDFP kundi sa pamamagitan ng pag-aambag ng ganang kanya para lutasin ang kasalukuyang krisis sa pampublikong kalusugan at ibsan ang paghihirap ng mamamayan mula sa kaakibat na inianak nitong dislokasyon sa kabuhayan, trabaho at panlipunang kagalingan ng lahat na apektado ng militaristang lockdown ng rehimeng Duterte,” ani Fortunato Magtanggol, tagapagsalita ng Revolutionary Council of Trade Unions-NDFP-ST.

Nakikiisa ang Melito Glor Command-BHB Timog Katagalugan sa mamamayang lumalaban sa COVID-19 sa pamamagitan ng mahigpit na pagtalima “sa panawagan ng United Nations para sa isang pandaigdigang tigil-putukan upang bigyang prayoridad ang pagdaloy ng tulong at serbisyo para sa mamamayang apektado ng Covid-19, kahit pa nakaamba ang mga tusong atake ng taksil na AFP-PNP.”

Habang hinaharap ang COVID-19 ay ipinapanawagan ng mga rebolusyonaryong organisasyon ang paniningil sa tiwali at inutil na rehimeng Duterte na siyang maysala sa paglubha ng krisis sa pampublikong pangkalusugan.

“Ang gubyernong Duterte at mga nagdaang neoliberalistang rehimen ang pangunahing may pananagutan sa pagsama ng kalagayan ng pampublikong kalusugan at ng serbisyong panlipunan... Makatwiran at nararapat lamang na manawagan ang sambayanang Pilipino para patalsikin si Duterte sa pwesto,“ pahayag ni Patnubay de Guia, tagapagsalita ng NDFP-ST.

Binati rin ng rebolusyonaryong mamamayan ng TK ang mga manggagawang pangkalusugan na frontliners sa pagharap sa COVID-19. Kinundena nila ang pagbabawas ng rehimeng US-Duterte sa pondo ng sektor ng kalusugan at pagpapabaya sa manggagawang pangkalusugan na humantong sa pagkamatay na ng 22 doktor at pagkahawa ng mahigit 1,600 na medical frontliners.

“Walang ibang masusulingan ang mga manggagawang pangkalusugan kundi ang masikhay na pagsusulong ng kanilang demokratikong interes at karapatan... Tiyak na sa pananagumpay ng pambansa demokratikong rebolusyon maisusulong ang makamasa, makabayan at siyentipikong kaayusang pangkalusugan,” ani Nida "Ka Ella" Zabala, tagapagsalita ng Makabayang Samahang Pangkalusugan (MASAPA) - Rizal.

Sa pagsidhi ng krisis ng lipunang Pilipino at paglitaw ng virus na COVID-19, higit na kailangang ipalaganap at itaguyod ang programa ng NDFP, ayon sa NDFP-Mindoro. “Ito ang natatanging programa na malinaw na lulutas sa daan taon nang pagkaatrasado at kahirapan ng bansa at programang umaayon sa interes ng sambayanang Pilipino, laluna ng masang magsasaka at manggagawa,” ani Ma. Patricia Andal, tagapagsalita ng NDFP-Mindoro. K



# Ang miserableng sistema at kalagayang pangkalusugan ng Pilipinas



Lalong nalantad ang kalunos-lunos at miserableng kalagayan ng sistemang pangkalusugan sa bansa sa harap ng tumitinding krisis sa pampublikong kalusugan at pambansang kagipitan dulot ng Covid-19.

Tumambad ang malaking kakulangan sa mga pampublikong ospital para pagdalhan sa dumaraming kaso ng nagkakasakit sa Covid-19. Damang-dama ang labis na kakulangan sa mga manggagawang pangkalusugan para tumugon sa dumaraming kaso ng Covid-19. Tumampok ang mga problema sa kawalan at kakulangan sa personal protective equipments (PPE's), ventilators, personal hygiene kits, testing kits at iba pang pangangailangang medikal ng mga ospital kapwa sa pribado at pampublikong ospital.

Maraming mga ospital ang walang kapasidad at kakayahang mag-eksamen sa pasyenteng pinaghihinalaang may Covid-19. Matagal ding panahon na nakasentro sa Research Institute for Tropical Medicine (RITM) ang pag-eeksamen kaugnay sa bayrus na lalong nagpabagal sa contact tracing sa mga posibleng nahawahan ng mga nagpositibo sa Covid-19.

Ang mahigit apat na dekadang pananalasa ng neoliberalismo sa bansa ang sistematikong nagpahina at puminsala sa sistema ng pampublikong kalusugan ng isang malapyudal at pre-industriyal na lipunang Pilipino. Ito ang ugat kung bakit napaka miserable at lugmok ang pampublikong sistemang pangkalusugan sa bansa. Sa balangkas ng patakarang neo-liberal na pribatisasyon, liberalisasyon at deregulasyon, patuloy na binabawasan ng reaksyunaryong estado ang mga pondo na nakalaan para sa serbisyong panlipunan at mga batayang pangangailangan ng publiko. Imbes na pangunahing balikatin, ipinapasa ng gubyerno sa mga pribadong entidad para pagtubuan ang pagpapatakbo sa mga batayang serbisyong kailangan ng taumbayan tulad ng kuryente, tubig at pampublikong transportasyon. Ganito din ang nangyari sa larangan ng edukasyon at kalusugan, kung saan dahil sa pribatisasyon, ginawa nang negosyo ang dapat sanang serbisyo publiko.

Sa kabilang banda, patuloy naman sa paglaki ang inilalaang badyet para bayaran ang dayuhang utang (sa interes at hindi pa ang prinsipal na utang) para tustusan ang mga imprastraktura at proyekto na kailangan ng mga imperyalistang kapangyarihan at lokal na naghaharing uri gayundin ang inilalaan sa intelligence at discretionary funds ng opisina ng Pangulo at pondo ng AFP at PNP para sa panunupil sa taumbayan at kontra-rebolusyonaryong digma sa CPP-NPA-NDFP.

Pinagdudusahan ng sambayanang Pilipino ang masaklap na epekto ng miserableng sistemang pangkalusugan sa bansa at ang labis na kapabayaan at kainutilan ng pasistang rehimeng US-Duterte sa paglaban sa Covid-19. Bigo ang rehimeng Duterte na magpatupad ng maagap, mabilis at episyenteng solusyong medikal alinsunod sa pamamaraang syentipiko at demokratiko sa pagsansala sa pagdami ng bilang ng mga nagkakasakit at namamatay sa Covid-19. Labis na sumandig si Duterte sa kaparaanang militar kaysa ituring na usaping medikal at sosyal ang pakikibaka sa Covid-19. Nagbanta pa itong magpapatupad ng batas militar sa bansa para alisin ang sagabal sa kanyang isinusulong na pasistang adyenda sa tabing ng paglaban sa Covid-19 at sa gayun, manatili sa kapangyarihan lagpas sa kanyang termino.

**Pag-abandona sa sektor ng kalusugan at pagpapabaya sa manggagawang pangkalusugan**

Nuong 2006, batay sa datos ng DOH, may kabuuang 1,921 ospital sa Pilipinas na may 93,183 na bed capacity, 719 ang pampubliko (38%) at 1,202 ang pag-aaring pribado (62%). Pero pagsapit ng 2017, ayon din sa datos ng DOH, bumaba sa 1,436 ang kabuuang bilang ng mga ospital sa bansa (25% na pagliit) kung saan nasa 476 na lang ang mga pampublikong ospital (33%) at 960 ang mga pribado (66%). Mayroon lang 20,241 na barangay health stations o 47% sa kabuuang 42,045 barangay sa bansa (PSA May 2018). Karaniwang mga komadrona o barangay health worker ang mga tumatao sa barangay health unit na kadalasang kulang sa kagamitang medikal at maging sa gamot.

Ayon sa World Health Organization (WHO) ang ideyal na resyo ng manggagawang pangkalusugan sa kada 10,000 populasyon ay 23 doktor, nars at komadrona o 1 doktor, 1 nars at 1 komadrona sa kada 500 tao.

Sa Pilipinas, ayon sa DOH, ang resyo ay 3.5 doctors sa kada 10,000 katao. Subalit kung sa pampublikong mga doktor lamang ito ibabatay, 1 pampublikong doktor kada 33,000 ng populasyon. Hindi nakapagtataka na maraming residente sa mga liblib na mga lugar sa bansa ang hindi nakakakita ng doktor mula ng ipanganak hanggang mamamatay. Pangunahing dahilan sa kakulangan ng mga pampublikong doktor sa bansa ay dahil sa mababang sahod sa mga ospital ng gubyerno.

Ayon naman sa Philippine Medical Association (PMA), mayroong 130,000 lisensyadong doktor sa Pilipinas ngunit 70,000 ang aktibo sa kanilang propesyon. Sabi din ng DOH, kailangan ng bansa ng dagdag na 15,000 doktor kada taon para matugunan ang pangangalaga sa kalusugan ng mamamayang Pilipino. Ang problema, nasa 2,800 lamang na mga doktor ang nadaragdag sa bansa kada taon.

Dahil sa kakulangan ng pondo, hindi rin mapunuan ng DOH ang 17,000 plantilya nito para sa hiring ng mga nars at ang pangangailangan sa 802,472 karagdagang Barangay Heath Workers (BHW). Ang resyo ng pampublikong nars sa bansa ay 1:50,000 ayon sa Ibon Foundation. Maraming mga nars ay nasa ibayong dagat. Mababang sahod ang pangunahing dahilan din kung bakit kulang na kulang ang bansa sa mga nars.

Nitong 2020 ay binawasan pa ng Php 10-B ang budget ng DOH. Hinarang pa ng Office of the Solicitor General na si Jose Calida ang petisyon ng mga pampublikong nars sa Supreme Court na ipatupad din ang salary adjustments sa hanay nila. K

# Vietnam, umani ng papuri sa mahusay na pagharap sa pandemyang COVID-19

Umani ng papuri mula sa WHO (World Health Organization) ang bansang Socialist Republic of Vietnam (o Vietnam) dulot ng kanyang naiibang kahusayan sa pagharap sa pandemyang COVID-19.

Hanggang noong a-13 ng Abril 2020, meron lamang 75,000 katao ang nasa upisyal na tala na nakakwarantina sa Vietnam, kumpara sa 57M Pilipino na sapilitang pinagkakwarantina o naka-lockdown sa Luzon mula pa noong Marso 17.

Nakapagsagawa na rin ang Vietnam ng 121,000 test sa mga pinaghihinalaang may COVID-19. Sa bilang na ito, 260 lamang ang kumpirmadong positibo sa sakit. Kumpara sa Pilipinas na mayroong higit 7,000 kumpirmadong kaso ng COVID-19. Habang ang Vietnam ay may naisagawa nang 15,000 test sa pinaghihinalaang may sakit noong Marso 20, 2020, ang Pilipinas ay meron lamang 1,296 na test na naisagawa. Nagsimula lamang ang maramihang test ng Pilipinas noong Abril 14, 2020.

At kahanga-hanga, na hanggang sa ngayon, wala pa ring naitatalang namatay sa sakit na COVID-19 sa bansang Vietnam.

Ayon kay Kidong Park, kinatawan ng WHO sa Vietnam, ang maagap na hakbangin sa napipintong krisis ang naging kritikal para hindi mapagaya ang bansa sa US, EU at maging sa Pilipinas. Sa North America at Europe, umaabot na sa mahigit 2 milyon ang nakatalang positibong may sakit ng COVID-19 kung saan pinakamarami ang kaso sa US na aabot na sa isang milyon at 54,375 na namamatay.

Maagap na mapagpasyang aksyon, malaganap na testing, mapagpasya at determinadong pagkukwarantina at pagkakaisang panlipunan ang dahilan kung bakit di napagaya ang Vietnam sa Pilipinas, US at EU.

Enero pa lamang ng taong ito, sarado na at walang pasok ang mga eskwelahan sa Vietnam. Mula nang maideklara nang pandemya ng WHO ang COVID-19, nagdeklara ang nasabing bansa ng pangmasang kwarantina mula Marso 16 ng taong ito. Ang lahat ng mga pumapasok sa Vietnam mula sa mga bayang may COVID-19 ay pinadadaan sa awtomatikong 14-na-araw na kwarantina. Pagdating ng Marso 25, lahat na byaheng internasyunal ay itinigil na.

Kahit na kokonti pa lang ang kumpirmadong kaso, nagsagawa na agad ang Vietnam ng pambansang lockdown noong Abril 1. Malayong mas mabilis at mas mapagpasya sa mga hakbanging ginawa sa UK o Italy, kung saan ang mga kaso ay umaabot na sa ilang libo bago sila nagpatupad ng mga katulad na hakbangin. Sa ibang bansa, nagpatupad ng mga lockdown para umangkop sa umiiral na epidemya. Samantalang sa Vietnam, ginawa ito para makaiwas sa pambansang krisis.

Hanggang sa kasalukuyan, nagpapatuloy pa rin ang mga restriksyon ng pagbyahe. Kalakhan ng mga lokal na paliparan, tren at mga bus ay pinahinto na. Sinumang lalabas ng Hanoi, ang sentro ng epidemya sa bansa, ay ipinapasok sa kwarantina sa ibang probinsya. Kung kaya naman, hanggang sa ngayon, wala pa ring nagaganap na lokal na transmisyon sa alinmang komunidad sa Vietnam. Iilan lamang ang narehistrong matanda na nahawa.



Hindi naging problema ang pasilidad para sa maysakit dahil sa kaunting

# Palihan sa Kultura, matagumpay na inilunsad ng NAAC-BHB Rizal



*"Ang gawaing pangkultura ay isang makabuluhang rebolusyonaryong gawain ng hukbo kaakibat ng iba pang gawain at katangian na panlaban, pang-organisa, pampropaganda at pamproduksyon, na dapat nating seryosohin at tanganan sa pagpapakilos sa mamamayan."*

*- Ka Maria, isa sa mga kalahok*

Matagumpay na inilunsad ng Narciso Antazo Aramil Command-BHB Rizal ang palihan sa kultura na may temang "Gawaing pangkultura, armas sa paglikha ng sining ng pagpapakilos sa masa" ngayong Abril. Dinaluhan ito ng 18 pulang mandirigma mula sa iba't ibang yunit.

Sa loob ng anim na araw, nilaman ng palihan ang batayang pagsasanay sa pagguhit, pagsulat ng tula at iskrip, pagbigkas at pag-awit, kilos at galaw at dulaan. Binuo sa proseso nito ang kumpyansa at lakas ng loob ng mga kalahok upang itanghal ang rebolusyonaryong sining at panitikan.

Nakalikha ang mga kalahok ng sarili nilang obra na mga dibuho, mga tula at iskrip, pyesa ng sayaw-galaw at pyesa ng dula na nakahanda nang itanghal sa gawaing masa. Tampok dito ang mga pyesang nalikha na may temang pagpapasampa sa BHB at paglaban sa Covid-19 at sa militaristang pagharap dito ni Duterte. Itinanghal nila ang ilan sa mga pyesa sa kapehan-parangal para kay Kasamang Noel "Ka Seli/ Bai" Levanta at sa araw ng kanilang pagtatapos.

Sa pagtatapos ng palihan, binuo ang balangay ng rebolusyonaryong organisasyon ng Artista at Manunulat ng Sambayanan (ARMAS) sa NAAC-BHB Rizal kung saan pormal ding itinayo ang kwerpo ng Pulang Bandila na aktibong magpapalaganap ng rebolusyonaryong kultura sa kanayunan. K

*Vietnam umani ng papuri...mula sa pahina 12*

bilang ng pasyente sa kasalukuyan. Naging puhunan din ng mga manggagawang pangkalusugan ang naging karanasan nila sa paglaban sa SARS noong 2003, ang naunang henerasyon ng coronavirus kumpara sa SARS-Cov-2. Sila ang unang naiulat na nagkaroon nito sa labas ng China, kung saan nagmula ang unang SARS. At sila rin ang bansang kaunahang idineklara ng WHO na nakabali sa paglaganap ng sakit na ito.

Binuhay at sinariwa, ng kanilang Punong Ministro, na si Nguyen Xuan Phuc, ang diwang makabayan ng mamamayan, sa pamamagitan ng pagbibigay ng pangalan sa kanilang kampanyang paglaban sa sakit na COVID-19 na - Pangkalahatang Opensiba ng Tagsibol ng Taong 2020. Ito ay sinadyang paghahambing, at pagpapaalala sa mga mamamayan sa kanilang dakilang tagumpay sa Opensibang Tet noong 1968 laban sa imperyalismong US. Dahil dito, napukaw ang makabayang diwa ng mamamayan para magkaisa sa pagtugon sa paglaban sa COVID-19. K

BANTAY KARAPATAN



# Magsasaka sa Batangas, iligal na hinuli ng AFP-PNP

Iligal na inaresto ng AFP-PNP ang magsasakang si Lamberto Asinas sa Barangay Bundukan, Nasugbu, Batangas noong Abril 16 gamit ang mga tanim na ebidensya at gawa-gawang kaso ng Illegal Possession of Firearms and Ammunition laban sa biktima.

Ipinaparada ng 2nd ID ng AFP si Asinas bilang isang high-value target at mataas na opisyal sa paniktik ng BHB-Timog Katagalugan. Pagkatapos mahuli ay tinaniman siya ng AFP-PNP ng isang kalibre .45 baril, mga bala, granada at dokumento ng PKP-BHB na gagamiting batayan ng inimbentong kasong isinampa laban kay Asinas sa Regional Trial Court Branch 27 sa Sta. Cruz, Laguna.

Mariing kinundena ng Eduardo Dagli Command (EDC)-BHB Batangas at National Democratic Front of the Philippines-ST ang iligal na pagdakip kay Asinas. Dagdag na kaso ito ng rehimen sa paglabag sa karapatang tao sa panahon ng krisis sa pampublikong kalusugan dulot ng Covid-19. Pinabulaanan din ng EDC ang palabas ng AFP-PNP na isang aktibong opisyal sa paniktik si Asinas.

Ayon sa EDC, matagal nang pinag-iinitan ng militar si Asinas dahil sa kanyang pagtutol sa pagpapalit-gamit ng lupang tubuhan sa Barangay Bundukan tungong malakihang produksyon ng bioethanol ng kumpanyang Bukid Verde. Katuwang ng Bukid Verde ang AFP-PNP sa pananakot sa mga magsasakang tutol sa proyekto. K

# Paglabag sa karapatang tao, talamak sa TK sa panahon ng lockdown

Samu't saring insidente ng paglabag sa karapatang tao ang naitala sa Timog Katagalugan mula nang ipatupad sa buong Luzon ang militaristang lockdown na pinabango sa katawagang enhanced community quarantine ng rehimeng US-Duterte. Kabilang rito ang walang puknat na FMO-RCSPO ng AFP-PNP sa anim na probinsya sa rehiyong TK: Rizal, Laguna, Quezon, Oriental Mindoro, Occidental Mindoro, at Palawan.

Naganap ito sa gitna ng patuloy na pagtaas ng bilang ng kaso ng COVID-19 sa buong bansa at sa TK. Sa tala ng Department of Health noong Abril 26, mayroon ng 1076 kaso ng impeksyon ng COVID-19, 69 na namatay at 104 na gumaling sa CALABARZON at MIMAROPA.

Ilang kaso ng iligal na pang-aaresto ang naitala sa Rizal kung saan may pinakamaraming kaso ng 355 impeksyon at 25 namatay sa buong TK. Kabilang sa mga ito ang insidente ng panghuhuli sa mag-asawang bibili lamang ng lugaw para sa kanilang anak at sa dalawang lalaking nagkukwentuhan sa labas ng kanilang bahay na parehong naganap sa Antipolo.

Hindi naman makatao ang paggamit ng kulungang pang-aso para sa ilang lumalabag sa curfew sa Barangay Gatid, Sta. Cruz.

Pangita ang brutalidad ng mga pulis at sundalo sa dalawang insidente ng pambubugbog at panghaharas sa Quezon. Isa rito ang insidente ng panunutok ng baril at iligal na paghahalughog sa gamit ng isang tricycle driver sa bayan ng Macalelon. Ayon sa ulat, tumigil sa pagmamaneho ng tricycle ang biktima para umihi nang lapitan siya ng apat na lalaking nakasunod sa kanya sa motor. Kinuha ang kanyang cellphone, tinutukan siya ng baril at hinalughog ang laman ng kanyang bag. Tinakot siya ng apat na pinaghihinalaang mga ahente ng militar at pinaaamin na tagasuporta ng BHB.

Sa hiwalay namang insidente sa Tayabas, Quezon, binugbog ng isang pulis ang isang lalaking nakasagutan nito. Sinita umano ng pulis ang biktima na lumabas lamang para bumili ng ulam. May sakit na epilepsy ang biktima na bumula ang bibig at nahimatay pa dahil sa dinanas na pambubugbog. Inaresto rin at kinulong ng pulis ang nanay, tatay, at tiyuhin ng biktima na sinampahan ng kaso dahil sa pagsagot nito sa hepe.

Libu-libong residente naman ang sapilitang napalayas nang sunugin ang pamayanan ng 500 bahay na nakatirik sa target na pagtayuan ng proyektong river easement ng lokal na pamahalaan ng siyudad ng Bacoor, Cavite noong Marso 23. Bukod sa pagkawasak ng tirahan at kabuhayan, nangamba rin ang mga residente na mahawahan ng COVID-19 sa kanilang lilipatang evacuation center.

Pinuntahan naman ng mga pulis ang kampuhan ng mga nagpoprotestang manininda sa pyer ng Sta. Clara, Batangas noong Marso. Nakipagnegosasyon ang mga manininda at nagsabing susunod sa tuntunin ng pag-iwas sa COVID-19



## Balikan ang gintong kasaysayan ng rebolusyon sa Timog Katagalugan sa mga pahina ng Dagitab 2018

Sa temang ‘Ang Dakilang Pamana ng mga Tagumpay ng Rebolusyonaryong Pakikibaka sa Timog Katagalugan’ binuo ang isyu ng Dagitab 2018 sa okasyon ng pagdiriwang ng ika-50 taong anibersaryo ng Partido Komunista ng Pilipinas. Laman nito ang mga tinipong akda, likhang-sining at mga obrang bumabaybay sa ginintuang rebolusyonaryong kasaysayan ng Partido sa TK.




Binigyang-buhay ng Dagitab 2018 ang alaala ng mga martir at bayani bilang pangunahing mga tauhan sa makulay na kwento ng pagpupundar, pagpapalakas, mga pansamantalang kabiguan at pagkakamali hanggang sa muling pagbawi at papapalakas. Itinanghal sa mga kwento ng rebolusyon ang dakilang papel ng mamamayan ng Timog Katagalugan na naghatid ng di-napapatid na suporta at pagyakap sa demokratikong rebolusyong bayan. Dahil sa kanilang katatagan, puspusang paglaban at determinasyong ipagtagumpay ang digmang bayan, patuloy na nag-alab ang apoy ng pakikibaka sa rehiyon sa kabila ng nagpapatuloy na atake ng kaaway.

"Mahigpit nating hawakan ang mga turo at iniwang alaala ng ating mga dakilang martir at bayani na sinalamin ng kanilang walang kamatayang kontribusyon sa pagsusulong ng rebolusyonaryong sining at kultura at sa demokratikong rebolusyong bayan sa kabuuan," paunang salita ni Patnubay de Guia, tagapagsalita ng NDFP-ST.

Samantala, nagpasalamat ang patnugutan ng Dagitab sa lahat ng nagsumite ng mga kontribusyon upang makumpleto ang edisyong ito at muling nanawagan para sa pagsusumite ng kanilang mga obra, likhang-sining at akda para sa edisyon ng Dagitab2019 na may temang 'Pakamahalin ang Bagong Hukbong Bayan!' bilang pagdiriwang sa ika-50 taong anibersaryo ng Bagong Hukbong Bayan. Hiling ng patnugutan na ipadala ang mga likhang-sining na ito sa pinakamalapit na himpilan ng BHB at sangay ng Partido sa inyong lugar. K

*Paglabag sa karapatang tao...mula sa pahina 14*

kaya nagawa nilang makapanatili sa kabila ng paninindak ng pulis.

Umani naman ng batikos si Puerto Princesa City Mayor Bayron dahil sa anti-mahirap niyang sagot sa isang pulong kaugnay ng mabagal na pag-aabot ng tulong ng pamahalaan para sa mga apektado sa lockdown. Ani Bayron, dapat na lamang ibenta ng mga mangingisda ang kanilang bangka at ‘wag umasa sa gubyerno. Pinuna rin ng mamamayan ang magaspang at bastos na pananalita ng mga sundalo’t pulis sa mga checkpoint sa isla ng Palawan.

**Mga paglabag sa karapatan kasabay ng FMO-RCSPO**

Tuluy-tuloy ang panghahalihaw ng AFP-PNP sa mga liblib na lugar sa kanayunan kung saan naitala ang maraming kaso ng paglabag sa karapatang tao.

Tampok na insidente ang pagmamalupit ng mga elemento ng 203rd Brigade at PNP sa mga lalabag sa patakaran ng lockdown sa isla ng Mindoro. Sa bayan ng Mansalay, Oriental Mindoro pinahihiga sa kabaong ang sinumang mahuhuling hindi sumusunod sa curfew at pagbabawal sa pagbibiyahe. Iniulat din ang pangongotong ng mga pulis sa mga magsasakang magbibiyahe ng kanilang produktong bukid sa bawat dadaanang checkpoint.

Wala ring tigil ang kampanyang pagpapasuko na ikinubli sa pamimigay ng mga relief goods sa Oriental Mindoro. Pinupwersa ng mga sundalo ang mga magsasaka’t katutubo na pumunta sa kampo upang makuha ang kakarampot na bigas at pagkain kasabay ng interogasyon at pamimilit na sumuko bilang tagasuporta ng BHB.

Sa Barangay San Jose, Montalban, Rizal, may kaso ng paninindak nang ipatawag ng mga ahente ng militar sa barangay hall ang mga lider ng isang ligal na organisasyong masa rito. Maghapong hindi makontak ng mga kamag-anak ang mga ipinatawag na lider na dinetine sa loob ng isang magdamag para umano’y mag-repack ng mga ipamimigay na relief goods.

Samantala, ginamit ng 1st IB at PNP sa probinsya ng Quezon ang pagpapatupad ng lockdown para iligal na arestuhin ang 10 lalaki sa Barangay Guisguis-San Roque, Sariaya noong Abril 11. Ang mga biktima, na dati nang nabiktima ng red-tagging ng 1st IB sa baryo, ay hindi ipinakita sa kanilang mga magulang at hindi pinakain habang nakadetine. K

## Manggagawang medikal, Hukbo ng mamamayan

*ni Ka Luisa*

Kaming mga manggagawang medikal
di lang syringe o scalpel
ang hawak sa tuwina
na instrumentong gamit
sa pagpapahaba ng buhay
dahil sa kaliwang bahagi ng kamay
ay ang baril na sandata
na pupuksa sa kaaway

Di lang din namin pinapakinggan
ang tibok ng puso
at hirap ng paghinga nila
kundi amin rin inaalam
ang mga dahilan
nang pagkalagot
ng pagtibok at paghinga
ng aping sambayanan

Di lang din kami
nagtutukoy ng sakit
sa masa na aming naaabot
sapagkat aming pinapabatid
ang dahilan ng mga ito
na sa kanila ay paulit-ulit
na pumipinsala

Di lang gamot
ang sa kanila ay inaabot
Kundi ang tunay na sagot
upang mawakasan
ang talagang sakit
na nagpapahirap sa masa

Aming nilalantad
na hindi lang mikrobyo
ang sa kanila ay pumipinsala
at parasito na kumukuha ng sustansya,
nagpapahina at sumisira ng organo
kundi ang Imperyalismo, Pyudalismo at
Burukrata-Kapitalismo
ang parasito na humuhuthot
ng labis na tubo
mula sa murang lakas-paggawa
ng mga magsasaka at manggagawa

Kaya di lang kami
manggagawang medikal,
kami rin ay propagandista
at mandirigma
na hindi lang sa sakit pumoprotekta
kundi nagtatanggol sa masa
mula sa mga mapagsamantala

## Medik sa gitna ng Covid-19

*ni Ka Taal*

Ako'y isang medik,
medik ng aking bayan.
Inaaral lahat ng sakit na nararamdaman
ng masang hirap lutasin ang kanilang
karamdaman

Ipapaunawa ang tungkol sa kalinisan
Sa masang kulang ang kaalaman
Sa kung paano mapanatili ang kaligtasan
laban sa Covid-19 na pumapaslang

Masa'y nagtataka na sila'y natututo
sa mga lunas na turo ng medik ng bayan
Kaya't ang masa'y natutong maglinis
Sila'y nakakaiwas sa Covid-19.

Kaya't halina, masa't medik ng bayan
ating pagtulungan
Paggawa ng palikuran, CR at basurahan
Para sa tama't wastong pangangalaga ng
ating kalusugan
at paglilinis ng ating mga kapaligiran
Upang lahat ng sakit ay tuluy-tuloy na
maiwasan.